# IKA-19 NG ENERO, MIYERKULES II

**Panalangin Sa Umaga**

## PASIMULA

**Panginoon, buksan mo ang ating mga labi.**
At pupurihin ka ng aking bibig.

## PAANYAYA SA PANALANGIN ANTIPONA

**Awitan ng papuri ang Panginoon, lahat kayong kalupaan; paglingkuran siya nang may kagalakan.**

**Salmo 95**

Tayo ay lumapit sa 'ting Panginoon, Siya ay awitan,
Ating papurihan ang batong kublihan nati't kalakasan.
Tayo ay lumapit sa kanyang harapan na may pasalamat,
Siya ay Purihin ng mga awiting may tuwa at galak. *(Antipona)*

Sapagkat ang Diyos ay ang Panginoong napakadakila,
Ang dakilang Haring higit sa sinuman na binabathala.
Nasa kanyang palad ang buong daigdig. pati kalaliman,
Ang lahat ay kanya maging ang mataas nating kabundukan.
Kanya rin ang dagat at pati ang lupa na kanyang nilalang. *(Antipona)*

Tayo ay lumapit, sa kanya'y sumamba at magbigay-galang,
Lumuhod sa harap nitong Panginoong sa ati' y lumalang.
Siya ang ating Diyos, tayo ay kalinga niyang mga hirang,
Mga tupa tayong inaalagaan. *(Antipona)*

Ang kanyang salita ay ating pakinggan:
"Iyang inyong puso'y huwag patigasin,
Tulad ng ginawa ng inyong mga magulang
Nang nasa Meriba, sa ilang ng Masa.
Ako ay tinukso't doon ay sinubok ng inyong magulang,
Bagamat nakita ang aking ginawang sila' ng nakinabang. *(Antipona)*

Apatnapung taon, sa inyong ninuno ako ay nagdamdam,
Ang aking sinabi, "Sila ay suwail, walang pakundangan
At ang mga utos ko ay sinuway!"
Dahil sa galit ko, ako ay sumumpang di sila daratal,
Sa lupang pangakong aking inilaan." *(Antipona)*

Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo;
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen. *(Antipona)*

## AWIT

Tayo ay naghahasik, binhi sa kabukiran.
Ito'y tinutubigan ng D'yos na mapagmahal.
Padalang sikat-araw, upang binhi'y mag-uhay.
Ula't hamog ay dulot, may hangin pang amihan.

Siya ang Manlilikha, lahat ay kanyang gawa,
Malayo ma't malapit, di maikakaila,
Kahit kulay ng rosas, liwanag man ng tala,
Siya ang nagbibigay, alay na pagpapala.

Ga'no pa kaya tayo, na kanyang mga anak
Pagkaing kaloob n'ya, bawat araw ay sapat.
Kaya po, aming Ama, sa iyo'y pasasalamat,
Sa buhay, kalusuga't biyayang natatanggap.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Ang daan mo, Panginoon, ay tunay na daang banal; at wala nang ibang diyos na sa iyo'y ipapantay.

**Salmo 77**

*(Inaalala ang mga gawa ng Diyos)*

Sa Diyos ako ay tumawag, at dumaing nang malakas,
Ganoon ang aking daing upang ako'y dinggin agad.

Hinanap ko'y PANGINOON sa panahon ng bagabag,
Hindi ako nanghimagod, dumalangin na magdamag,
Ngunit di ko nasumpungan ang aliw kong hinahangad.
Nagunita ko ang Diyos, kaya ako ay dumaing,
Ako'y nagdidili-dili ngunit ako'y bigo pa rin.

Hindi ako patulugin, waring ito ay parusa,
Hindi ako makaimik, pagkat ako ay balisa.
Nagbalik sa gunita ko ang nagdaang mga araw,
Nanariwa sa isip ko ang panahong nakaraan;
Ako'y nagbubulay-bulay sa silid ko gabi-gabi,
Ang diwa ko'y nagtatanong, ang tanong ko sa sarili:

"Ako baga, PANGINOO'y lubusan mong itatakwil,
Di mo na ba ibabalik sa akin ang 'yong pagtingin?
Ang iyo bang pagpapala sa amin ay nagwakas na?
Hindi na ba maaaring sa pangako mo'y umasa?
Yaong kagandahang-loob mo ba, O Diyos, ay wala na?
Dahilan sa iyong galit, ang awa mo'y wala na ba?"

Ganito ang aking sabi: "Ang sakit ng aking loob,
Para bagang mahina na't walang lakas ang aking Diyos."
Kaya aking babalikang gunitain ang ginawa,
Ang maraming ginawa mong tunay na kahanga-hanga.
Sa lahat ng ginawa mo, ako'y magbubulay-bulay,
Magbubulay-bulay ako, sa diwa ko at isipan.

Ang daan mo, PANGINOON, ay tunay na daang banal,
At wala nang ibang diyos na sa iyo'y ipapantay.
Ikaw ang Diyos na ang gawa'y tunay na kahanga-hanga,
Iyang kadakilaan mo'y nahayag na sa nilikha;
Dahilan sa iyong lakas, mga hirang mo'y natubos,
Ang lahat ng mga angkan ni Jose at ni Jacob.

Noong ikaw ay makita ng maraming mga tubig,
Pati yaong kalaliman ay natakot at nanginig.
Magmula sa mga ulap yaong ulan ay bumuhos,
At mula sa papawirin, dumating ang mga kulog
Na animo ay palasong sumisibat sa palibot.

Dagundong na gumugulong ang ingay na idinulot,
Ang guhit ng mga kidlat ay tanglaw sa sansinukob;
Pati mundo ay umuga na para bang natatakot.
Ang landas mong dinaraana'y malawak na karagatan,
Ang daan mong tinatahak ay dagat na kalawakan;
Ngunit walang makakita ng bakas mong iniiwan.

Ikaw, O Diyos, ang nanguna sa bayan mong parang kawan,
Si Moises at si Aaron yaong iyong naging kamay!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Ang daan mo, Panginoon, ay tunay na daang banal; at wala nang ibang diyos na sa iyo'y ipapantay.

**Antipona 2:** Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon, sapagkat tayo'y ibinababa niya upang maging dakila.

**Awit: 1 Samuel 2:1-10**

*(Ang mapagpakumbaba ay nakatatagpo ng tuwa sa Diyos)*

Pinupuri ko kayo, PANGINOON,
Dahil sa kaloob ninyo sa akin.




Pinagtatawanan ko ngayon ang aking mga kaaway,
Sapagkat iniligtas ninyo ako sa kadustaan.
Kayo lamang ang banal, PANGINOON.
Walang makatutulad sa inyo,
Walang ibang kanlungan ang mga matuwid liban sa inyo.

Walang maaaring magyabang sa inyo, PANGINOON,
Walang maaaring maghambog,
Sapagkat alam ninyo ang lahat ng bagay,
Kayo ang hahatol sa lahat ng ginagawa ng tao.

Nagapi ninyo ang mga makapangyarihan,
At pinalakas ninyo ang mahihina.
Kaya ang dating mayayaman ay nagpapaupa para mabuhay.
Masagana ngayon ang dating maralita.
Ang dating baog, nagsilang ng mga anak.
At ang maraming supling ay sa lungkot nasadlak.

Kayo, PANGINOON, ang may kapangyarihang magbigay o bumawi ng buhay.
Maaari ninyo kaming patayin, maaari ring buhayin.
Maaari ninyo kaming payamanin o paghirapin,
Maaari ring ibaba o itaas.
Mapadadakila ninyo kahit ang pinakaaba,

Mahahango sa kahirapan kahit ang pinakadukha.
Maihahanay ninyo sila sa mga maharlika,
Mabibigyan ng karangalan kahit na ang dustang-dusta.
Hawak ninyo ang langit na nilikha,
At sa inyo nasasalig ang lahat ng inyong gawa.

Papatnubayan ninyo ang tapat sa inyo,
Ngunit ang masasama ay isasadlak sa hirap.
Walang maaaring magtagumpay sa sariling lakas.

Lahat ng lumalaban sa inyo ay manginginig sa takot
Kapag pinadagundong ninyo ang mga kulog.
Hahatulan ninyo ang buong daigdig,
At pagtatagumpayin ang hinirang ninyong hari.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon, sapagkat tayo'y ibinababa niya upang maging dakila.

**Antipona 3:** Ang Panginoon ay hari; magalak ang sangkalupaan.

**Salmo 97**

*(Ang kadakilaan ng Diyos sa kanyang mga batas sa daigdig)*

Ang PANGINOON ay maghahari, magalak ang kalupaan!
Lahat kayong mga pulo ay magsaya at magdiwang!
Ang paligid niya'y ulap na lipos ng kadiliman,
Kaharian niya'y tapat at salig sa katarungan.

Sa unahan niya'y apoy, patuloy na nag-aalab,
Sinusunog ang kaaway sa matindi nitong ningas.
Yaong mga kidlat niyang tumatanglaw sa daigdig,
Kapag iyon ay namasdan, ang lahat ay nanginginig.

Yaong mga kabunduka'y natutunaw, parang pagkit,
Sa harapan ng dakilang PANGINOON ng daigdig.
Sa langit ay nahahayag yaong kanyang katuwiran,
Sa lupa ay makikita ang kanyang kadakilaan.

Lahat silang sumasamba sa kanilang diyus-diyusan,
Mahihiya sa kanilang paghahambog na mainam.
Mga diyos nilang ito ay yuyuko sa Maykapal.

Nagagalak itong Sion, mamamaya'y nagsasaya,
Nagagalak ang lahat ng mga lungsod nitong Juda,
Dahilan sa wastong hatol yaong gawad na parusa.

Ikaw, PANGINOON, ay Dakila at hari ng buong lupa,
Dakila ka sa alinmang mga diyos na ginawa.

Ang lahat ng namumuhi sa masama'y mahal ng Diyos,
At siya ang nag-iingat sa buhay ng mga lingkod;
Ililigtas niya sila sa kamay ng mga buktot.

Sa tapat ang pamumuhay ay sisinag ang liwayway,
Sa dalisay namang puso maghahari'y kagalakan.
Ang matuwid ang gawain ay galak ang masusumpong,
Sa maraming kabutihang ginawa ng PANGINOON;
Ang ginawa niyang ito'y dapat nating gunitain,
At sa PANGINOON ay iukol ang papuring walang maliw!

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Ang Panginoon ay hari; magalak ang sangkalupaan.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Roma 8:35-39)*

Sino ang makapaghihiwalay sa atin sa pagmamahal ni Kristo? Ang paghihirap ba, ang kapighatian, ang paguusig, ang gutom, ang kahubaran, ang panganib, o ang tabak? Ayon sa nasusulat,

"Alang-alang sa iyo, nanganganib kaming mamatay sa buong maghapon.
Ibinibilang kami na mga tupang papatayin."

Hindi! Ang lahat ng ito'y kayang-kaya nating pagtagumpayan sa pamamagitan niya na nagmamahal sa atin. Sapagkat natitiyak kong ang kamatayan, ang buhay, ang mga anghel, ang mga pamunuan, ang mga bagay sa kasalukuyan, ang mga bagay na darating, ang mga kapangyarihan, ang kataasan, ang kalaliman, o ang alinmang nilalang ay hindi makapaghihiwalay sa atin sa pag-ibig ng Diyos — pag-ibig na ipinadama niya sa atin sa pamamagitan ni Kristo Hesus na ating Panginoon.

## TUGUNAN

**Pupurihin ko ang Panginoon, habang ako'y nabubuhay.**
— Pupurihin ko ang Panginoon habang ako'y nabubuhay.

**Ang aking mga labi'y laging aawit ng papuri,**
— habang ako'y nabubuhay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Pupurihin ko ang Panginoon habang ako'y nabubuhay.

## PAPURING AWIT NI ZACARIAS

**Antipona:** Tayo'y maglingkod sa Panginoon nang may kabanalan habang tayo'y nabubuhay.

Purihin ang Panginoong Diyos ng Israel!
Sapagka't nilingap niya at pinalaya ang kanyang bayan.

At nagpadala siya sa atin ng isang makapangyarihang Tagapagligtas,
Mula sa lipi ni David na kanyang lingkod.

Ipinangako niya sa pamamagitan ng kanyang banal na propeta noong una,
Na ililigtas niya tayo sa ating mga kaaway,
At sa kamay ng lahat ng napopoot sa atin.

Ipinangako rin niya na kahahabagan ang ating mga magulang,
At aalalahanin ang kanyang banal na tipan.

Iyan ang sumpang binitiwan niya sa ating amang si Abraham,
Na ililigtas tayo sa ating mga kaaway,
Upang walang takot na makasamba sa kanya,
At maging banal at matuwid sa kanyang paningin, habang tayo'y nabubuhay.

Ikaw naman, anak, ay tatawaging propeta ng Kataas-taasan;
Sapagka't mauuna ka sa Panginoon upang ihanda ang kanyang mga daraanan,
At ituro sa kanyang bayanang landas ng kaligtasan,
Ang kapatawaran ng kanilang mga kasalanan.

Sapagka't lubhang mahabagin ang ating Diyos;
Magbubukang-liwayway sa atin ang araw ng kaligtasan.
Upang magbigay-liwanag sa mga nasa kadiliman at nasa ilalim ng kamatayan,
At patnubayan tayo tungo sa daan ng kapayapaan.

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Purihin natin ang Diyos na ating Tagapagligtas, na nangakong mananatili sa kanyang Simbahan sa lahat ng panahon, hanggang sa katapusan ng sanlibutan. Pasalamatan natin siya, at tayo'y dumalangin:**

*Manatili kang kasama namin, Panginoon.*

Manatili kang kasama namin ngayong maghapon, Panginoon,
— maging tulad nawa ng araw na di naglalaho ang iyong biyaya.

Inihahandog namin sa iyo ang araw na ito bilang isang alay,
— huwag mong hayaan maialay sa iyo ang anumang masama.

Ang bigay mong liwanag ang manahan sa amin sa maghapong ito,
— upang maging asin kami ng daigdig at ilaw ng mundo.

Gabayan nawa ng pag-ibig ng iyong Banal na Espiritu ang aming mga labi at puso,
— at umayon sa kalooban mo ang aming mga asal.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,
sa pagdating ng bukang-liwayway,
ipadala mo ang sinag ng iyong ilaw
upang liwanagan ang aming puso.
Gawin kaming maging makatotohanan sa iyong aral,
at panatilihing malaya mula sa kamalian at kasalanan.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

**Panalangin sa Takipsilim**

## PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

## AWIT

O sambahin ang hari na makapangyarihan,
Tagapagtanggol natin at ang tanging sanggalang,
O ipagbunyi natin kanyang kaliwanagan,
Sa gitna man ng dilim, siya'y papupurihan.

Ang daigdig na ito ay nilikha ng Diyos,
Ayon sa kanyang plano, na di kayang matarok,
Ano'ng dilang uusal sa biyaya n'yang dulot
Kahit sa kalikasa'y dumadaloy ang handog.

Sa 'yo nagtitiwala, di kami binibigo,
Awa mo ay sagana, sa 'mi'y di lumalayo,
Lakas nami't pag-ibig, alay nami'y pagsuyo,
Ang lagi kang sambahi'y kasiyahan ng puso.

## MGA ANTIPONA AT SALMO

**Antipona 1:** Taimtim tayong naghihintay sa katuparan ng ating pag-asa, ang maluwalhating pagbabalik ng ating Tagapagligtas.

**Salmo 62**
*(Ang kapayapaan sa Diyos)*

Sa Diyos lamang ako tanging umaasa;
Ang kaligtasa'y nagbubuhat sa kanya.
Tanging siya lamang ang Tagapagligtas,
Tagapagtanggol ko at aking kalasag;
Akin ang tagumpay sa lahat ng oras!

Gaano katagal bang inyong babakahin
Yaong isang tao na nais lupigin,
Upang siya'y lubusang wasaki't ibagsak
Itulad sa isang bakod na nawasak?

Nais lamang ninyong siya ay siraan,
Sa inyong adhikang ibaba ang dangal;
Ang magsinungaling ang inyong kasiyahan.
Pangungusap ninyo kunwa'y pagpapala,
Subalit sa puso'y inyong sinusumpa.

Tanging sa Diyos lang ako umaasa;
Ang aking pag-asa'y tanging nasa kanya.
Tanging siya lamang ang Tagapagligtas,
Tagapagtanggol ko at aking kalasag.
Akin ang tagumpay sa lahat ng oras!

Ang kaligtasan ko't aking karangalan
Ay buhat sa Diyos, nasa kanya lamang;
Malakas ko siyang tagapagsanggalang,
Matibay na muog na aking kanlungan.
Mga kababayan, sa lahat ng oras
Magtiwala sa Diyos; sa kanya ilagak
Ang inyong pasaning ngayo'y dinaranas;
Siya ang kublihang sa ati'y lulunas.

Ang taong nilalang ang nakakawangis
Ay yaong hiningang madaling mapatid.
Pagsamahin mo ma't dalhin sa timbangan,
Katumbas na bigat ay hininga lamang.

H'wag kang magtiwala sa gawang marahas,
Ni sa panghaharang, umasang uunlad;
Kahit umunlad pa ang 'yong kabuhayan
Ang lahat ng ito'y di dapat asahan.

Hindi na miminsang aking napakinggan
Na taglay ng Diyos ang kapangyarihan, —
At di magbabago kanyang pagmamahal.
Ayon sa ginawa ng sinumang tao
Doon nababatay ang gantimpala mo.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 1:** Taimtim tayong naghihintay sa katuparan ng ating pag-asa, ang maluwalhating pagbabalik ng ating Tagapagligtas.

**Antipona 2:** Ibaling nawa sa atin ng Diyos ang kanyang busilak na mukha at busugin tayo ng kanyang mga pagpapala.

**Salmo 67**

*(Ang mga tao sa lahat ng bansa ay sasamba sa Panginoon)*

O Diyos, pagpalain kami't kahabagan,
Kami PANGINOO'Y iyong kaawaan,
Upang sa daigdig mabatid ng lahat
Ang iyong kalooban at ang pagliligtas.

Purihin ka nawa ng lahat ng tao,
Purihin ka nila sa lahat ng dako.

Nawa'y purihin ka ng mga nilikha,
Pagkat matuwid kang humatol sa madla;
Ikaw ang patnubay ng lahat ng bansa.

Purihin ka nawa ng lahat ng tao,
Purihin ka nila sa lahat ng dako.

Nag-aning mabuti ang mga lupain,
Pinagpala kami ng PANGINOON, Diyos namin!
Ang lahat sa ami'y iyong pinagpala,
Nawa'y igalang ka ng lahat ng bansa.

Purihin ka nawa ng lahat ng tao,
Purihin ka nila sa lahat ng dako.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 2:** Ibaling nawa sa atin ng Diyos ang kanyang busilak na mukha at busugin tayo ng kanyang mga pagpapala.

**Antipona 3:** Sa pamamagitan ni Kristo ay nilikha ang lahat at siya ang may hawak ng lahat ng nalikha sa pamamagitan niya.

**Awit: Colosas 1:12-20**

*(Si Kristo ang panganay na Anak ng sangnilikha at unang nabuhay na mag-uli)*

Magpasalamat kayo sa Ama,
Sapagkat minarapat niyang ibilang kayo
Sa mga hinirang na magmamana ng kaharian ng kaliwanagan.

Iniligtas niya tayo
Sa kapangyarihan ng kadiliman
At inilipat sa kaharian ng kanyang minamahal na Anak.
Sa pamamagitan ng Anak, tayo'y pinalaya
At pinatawad sa ating mga kasalanan.

Si Kristo ang larawan ng Diyos na di-nakikita,
At siyang may kapangyarihan sa lahat ng nilikha.
Sapagkat ang lahat ng nasa langit at nasa lupa,
Nakikita man o hindi;

Pati ang mga naghahari at namamahala,
Mga namumuno at may kapangyarihang espirituwal
Ay pawang nilikha ng Diyos
Sa pamamagitan niya at para sa kanya.
Siya'y una sa lahat, at sa kanya nasasalalay
Ang kaayusan ng lahat ng bagay.

Siya ang ulo ng simbahan na kanyang katawan.
Siya ang Una, ang panganay na Anak —
Ang unang nabuhay na muli
Upang siya ang maging pinakadakila sa lahat ng bagay.

Ipinasiya ng Diyos na ang kanyang kalikasan
Ay manatili rin sa Anak,
At inibig niyang ang sandaigdigan ay makipagkasundo sa kanya
sa pamamagitan ng Anak.
Sa pamamagitan ng pagkamatay nito sa krus,
Nagkasundo nga ang Diyos at ang lahat ng nilikha
Sa langit at sa lupa.

*(Papuri sa Ama at…)*

**Antipona 3:** Sa pamamagitan ni Kristo ay nilikha ang lahat at siya ang may hawak ng lahat ng nalikha sa pamamagitan niya.

## MAIKLING PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(1 Pedro 5:5b-7)*

Magpakababa kayong lahat at maglingkod sa isa't isa, ayon sa nasusulat:
"Kinamumuhian ng Diyos ang palalo,
at kinalulugdan niya ang mababang-loob."

Kaya nga, pasakop kayo sa kapangyarihan ng Diyos at dadakilain niya kayo pagdating ng takdang panahon. Ipagkatiwala ninyo sa kanya ang inyong mga kabalisahan sapagkat siya ang kumukupkop sa inyo.

Humanda kayo at magbantay. Ang diyablo na kaaway ninyo ay parang leong umaatungal at aali-aligid na humahanap ng masisila. Labanan ninyo siya at magpakatatag kayo sa inyong pananalig sa Diyos. Tulad ng alam ninyo, hindi lamang kayo ang nagtitiis ng ganitong kahirapan, kundi pati ang inyong mga kapatid sa buong daigdig. Pagkatapos ninyong magtiis ng maikling panahon, ang Diyos na bukal ng lahat ng pagpapala, ang siyang magbibigay sa inyo ng kaganapan, katatagan, at isang saligang matibay at di matitinag. Siya rin ang humirang sa inyo upang makihati kayo sa kanyang walang hanggang kaluwalhatian kasama ni Kristo. Sa kanya ang kapangyarihan magpakailanman! Amen.

## TUGUNAN

**Angkinin mo kami, Panginoon, at itangi sa iyong paningin.**
— Angkinin mo kami, Panginoon, at itangi sa iyong paningin.

**Pagbuklurin kami sa ilalim ng iyong kandili at kami'y angkinin,**
— at itangi sa iyong paningin.

**Papuri sa Ama, at sa Anak at sa Espiritu Santo.**
— Angkinin mo kami, Panginoon, at itangi sa iyong paningin.

## PAPURING AWIT NI MARIA

**Antipona:** Panginoon, sa lakas ng iyong bisig, pangalatin mo ang mga palalo ang isipan at itaas ang mga nasa abang kalagayan.

Ang puso ko'y nagpupuri sa Panginoon,
At nagagalak ang aking espiritu dahil sa Diyos na aking tagapagligtas.
Sapagka't nilingap niya ang kanyang abang lingkod!

At mula ngayon, ako' y tatawaging mapalad ng lahat ng salinlahi,
Dahil sa mga dakilang bagay na ginawa sa akin ng Makapangyarihan
Banal ang kanyang pangalan!

Kinahahabagan niya ang mga may takot sa kanya,
Sa lahat ng sali't saling lahi.
Ipinakita niya ang lakas ng kanyang mga bisig,
Pinangalat niya ang mga palalo ang isipan.

Ibinagsak niya ang mga hari mula sa kanilang trono,
At itinaas ang mga nasa abang kalagayan.

Binusog niya ng mabubuting bagay ang mga nagugutom,
At pinalayas niyang wala ni anuman ang mayayaman.

Tinulungan niya ang kanyang bayang Istael,
Bilang pagtupad sa pangako niya saating mga magulang,
Kay Abraham at sa kanyang lahi, magpakailanman!

*(Dadasalin ang Papuri at uulitin ang Antipona)*

## PANGKALAHATANG PANALANGIN

**Minamahal na mga kapatid, magalak tayo sa ating Diyos sapagkat natutuwa siya sa pagkakaloob ng mga pagpapala sa kanyang bayan. Taimtim tayong dumalangin:**

*Panginoon, paunlarin sa amin ang iyong biyaya at kapayapaan.*

Walang hanggang Diyos, tila isang araw lamang sa iyo ang sanlibong taon,
— ipaalala sa amin na tulad ang buhay ng isang bulaklak na sa umaga'y namumukadkad ngunit pagdating ng gabi'y namamatay.

Bigyan ng pagkain ang iyong bayan upang maibsan ang kanilang kagutuman,
— at ng buhay na inuming pumapatid ng kanilang pagkauhaw sa habang panahon.

Matagpuan nawa at makamtan ng mga tapat sa iyo ang mga makalangit na bagay,
— at gabayan ang kanilang gawain tungo sa iyong kadakilaan.

Pagkalooban mo kami ng magandang panahon, Panginoon,
— upang aming matamasa ang bunga ng daigdig na sa ami'y iyong iniukol.

## AMA NAMIN

## PANGWAKAS NG PANALANGIN

**Ama,
banal ang iyong ngalan,
at tanyag ang pagiging mahabagin mo,
na dinadakila ng lahat ng salinlahi sa mundo.
Dinggin mo ang aming panalangin sa takipsilim
at aming aawitin ang papuri sa iyo,
at ipahahayag ang iyong kadakilaang di magmamaliw.
Hinihiling namin ito sa pamamagitan ni Hesukristo,
kasama ng Espiritu Santo magpasawalang hanggan.
Amen.**

## PAGHAYO

*(Kung may pari o diacono)*

**Sumainyo ang Panginoon**
at sumaiyo rin.

**Pagpalain kayo ng Makapangyarihang Diyos Ama, Anak at Espiritu Santo.**
Amen.

*(Kung walang pari o diacono)*

**Pagpalain nawa tayo ng Panginoon, iligtas tayo mula sa lahat ng kasamaan at akayin tayo sa buhay na walang hanggan.**
Amen.

## Panalanging sa Gabi

### PASIMULA

**O Diyos, halina at ako'y tulungan.**
O Panginoon, magmadali ka sa iyong pagdamay.

**Papuri sa Ama, at sa Anak, at sa Espiritu Santo,**
Kapara noong una, ngayon at magpasawalang hanggan. Amen.

### AWIT

Papuri sa iyo, O Diyos naming dakila,
Sa lahat ng mga kaloob na pagpapala.
O Hari ng mga hari, kami'y ingatan mo,
Sa ilalim ng bagwis, di kami maglililo.

Patawarin kami sa 'ming mga kasalanan
Anuman ang maling kami ang may kagagawan.
Bigyan kaming lahat ng iyong kapayapaan
Upang sa paggising, ikaw ay mapaglingkuran.

**Antipona 1:** Panginoong Diyos, ikaw nawa ang aking maging tanggulan at lakas.

### Salmo 31:1-6

*(Mapagtiwalang Panalangin sa panahon ng kaguluhan)*

Sa iyo, O PANGINOON, ako'y lumalapit
Upang ingatan mo, nang hindi malupig;
Ang aking dalanging laging sinasambit:
"Iligtas mo ako, O Diyos na matuwid."

Sagipin mo ako, ako ay pakinggan!
Tanging kublihan ko, ako ay ingatan;
Tagapagtanggol ko't aking kaligtasan.
Tagapagtanggol ko at aking kanlungan,
Ayon sa sabi mo, ako'y patnubayan.

O aking patnubay, ako ay iligtas,
Sa patibong nila at umang na bitag;
Kupkupin mo ako at iyong ingatan,
Ang pagliligtas mo sa aki'y pakamtan;
Ikaw ang aking Diyos, na tapat at tunay.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona 1:** Panginoong Diyos, ikaw nawa ang aking maging tanggulan at lakas.

**Antipona 2:** Sa gitna ng paghihirap, sa iyo, Panginoon, ako ay tumatawag.

**Salmo 130**

*(Isang Panawagan mula sa paghihirap)*

Sa gitna ng paghihirap, tinawag ko'y PANGINOON.
Kaya, PANGINOON, ako'y dinggin pagka ako'y tumataghoy,
Dinggin mo ang pagtawag ko't paghingi ng iyong tulong.

Kung ikaw ay may talaan nitong aming kasalanan,
Lahat kami ay tatanggap ng hatol mong nakalaan.
Ngunit iyong pinatawad, kasalanan ay nilimot,
Pinatawad mo nga kami upang sa 'yo ay matakot.

Sabik akong naghihintay sa tulong mo, PANGINOON,
Pagkat ako'y may tiwala sa pangako mong pagtulong.
Yaring aking pananabik, PANGINOON, ay higit pa
Sa serenong naghihintay ng pagsapit ng umaga.

Magtiwala ka, Israel, magtiwala sa iyong Diyos,
Matatag at di kukupas ang pag-ibig niyang dulot,
Lagi siyang nahahandang sa sinuman ay tumubos.
Ililigtas ang Israel, yaong kanyang mga hirang,
Ililigtas niya sila sa kanilang kasalanan.

*(Papuri sa Ama at...)*

**Antipona 2:** Sa gitna ng paghihirap, sa iyo, Panginoon, ako ay tumatawag.

## PAGBASA NG SALITA NG DIYOS *(Efeso 4:26-27)*

Kung magagalit man kayo, iwasan ninyong kayo'y magkasala. Agad ninyong pawiin sa kalooban ang galit. Huwag ninyong bigyan ng pagkakataon ang diyablo.

## TUGUNAN

**Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Tinubos mo kami, Panginoong Diyos ng katotohanan,**
— inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

**Papuri sa Ama at sa Anak, at sa Espiritu Santo.**
— Sa iyong mga kamay, Panginoon, inihahabilin ko ang aking kaluluwa.

## PAPURING AWIT NG EBANGHELYO

**Antipona:** Habang kami'y gising, Panginoon, kami ay ingatan; bantayan kami habang kami'y nahihimlay; upang sa paggising, manatili kaming kasama ni Kristong nagbabantay, at sa pagtulog, makapahinga kami sa kanyang kapayapaan (aleluya).

Kunin mo na, Panginoon ang iyong abang alipin,
Ayon sa iyong ipinangako:

Yamang nakita na ng aking mga mata ang iyong pagliligtas,
Na inihanda mo para sa lahat ng bansa:

Liwanag itong tatanglaw sa mga Hentil,
At magbibigay karangalan sa iyong bayang Israel.

## PANGWAKAS NA PANALANGIN

**Panginoon Hesukristo,**
**ang mga alagad mo'y iyong pinagkalooban**
**ng isang halimbawa ng kababaang-loob**
**at kahinahunan, isang gampaning madali,**
**isang pasaning magaan.**
**Tanggapin ang mga panalangin at ginawa**
**sa araw na ito at bigyan kami ng pamamahinga**
**na magpapalakas sa amin upang makapaglingkod**
**kami nang higit na matapat sa iyo.**
**Hinihiling namin ito sa pamamagitan**
**ni Kristong aming Panginoon.**
Amen.

## PAGHAYO

**Gawaran nawa tayo ng Makapangyarihang Diyos ng gabing panatag at mapayapang pagkahimlay.**
— Amen.

## AWIT O PANALANGIN NG PAPURI KAY MARIA

Aba Ginoong Maria, napupuno ka ng grasya.
Ang Panginoong Diyos ay sumasaiyo.
Bukod kang pinagpala sa babaeng lahat
At pinagpala naman ang iyong Anak na si Hesus.

Santa Maria, Ina ng Diyos,
Ipanalangin mo kaming makasalanan
Ngayon at kung kami'y mamamatay.
Amen.